PUBLICATIONS
OF THE
INSTITUTE OF NATIONAL LANGUAGE

VOL. IV MARCH, 1939 No. 15

# PAGSULAT AT PAGBIGKÁS NG WIKANG TAGALOG



ALBINO C. DIMAYUGA



MANILA
BUREAU OF PRINTING
1939

33940

## INSTITUTE OF NATIONAL LANGUAGE

---

JAIME C. DE VEYRA, *Director*
CECILIO LOPEZ, *Secretary and Executive Officer*
FÉLIX S. SALAS RODRÍGUEZ, *Member*
SANTIAGO A. FONACIER, *Member*
CASIMIRO F. PERFECTO, *Member*
ISIDRO ABAD, *Member*
ZOILO HILARIO, *Member*
LOPE K. SANTOS, *Member*
JOSE I. ZULUETA, *Member*

# PAGSULAT AT PAGBIGKAS NG̃ WIKANG TAGALOG[1]

NI

ALBINO C. DIMAYUGA

TANG̃ING MG̃A GINANG, MG̃A BINIBINI AT KAGINOOHAN:

Hindi nálilinĝíd sa madlâ na talagáng salát akó sa kakayahán upang paunlakán ang pithayà ng̃ pinagpipitaganan kong Patnugot ng̃ Surian ng̃ Wikang Pangbansâ na si G. Jaime C. de Veyra, hinggíl sa paglalahad sa inyóng sanghayâ ng̃ panayám na kahi't bahagyâ ay magdulot ng̃ kautíng liwanag sa PAGSULAT AT PAGBIGKAS NG̃ WIKANG TAGALOG.

Ang wikang tagalog na kasalukuyang pinagbabatayan ng̃ binabalak pairaling wikang pilipino ng̃ ating pinakaiibig na bayan pagdatíng ng̃ kapanahunan, alinsunod sa hudyát at simbuyó ng̃ mg̃a pangyayari, ay nagbubukáng-liwayway na sa kasilang̃anang halos madaráng ng̃ masigíd na init ng̃ araw at litáw na litáw ang pamamanaag sa maaliwalas na lang̃it ng̃ tagumpáy, maliban na lamang kung paglahuan, sakmalín ng̃ masung̃ít na panahón at sambilatin ng̃ masamáng kapalaran. Ang kaning isusubò na lamang sa bibíg, kung minsán, ay nahuhulog pa sa lupà. Hindî iisá't dádalawá ang wagás na adhikaing náunsiyamì. Gayón ma'y hindî akó nagaatubili at lubós ang aking matibay na pag-asa na balang araw ay sasapitin natin ang dalampasigang tagbukan ng̃ ating mg̃a layunin at pang̃arap, tung̃kól sa sariling wikà, sapagká't nasa mabubuting kamáy ang ating kapakanán sa bagay na itó. Kung sakali't akó'y masinung̃aling̃an sa aking sinabi ay maliwanag na pang̃itain na talagáng Tadhanà na lamang ang lunas na makapagliligtás sa ating kasawián. Pagpapakasakit, pagkakáunawaán, dalisay na pagtutulung̃án, tiyagâ at katatagán ang susing ganáp na magbubukás sa nakapiníd na pintô ng̃ ating mithiin. Ang kapusukán ng̃ loób na magiging balakíd at katitisuran sa paglakad ay nadarapat iagsám na lahát sa hukay ng̃ limot, hanggáng sa makaratíng doón

[1] Panayám na binasa sa Bulwagang Villamor noóng ika-22 ng̃ Hunyo, 1939.

sa likmuang duyo nḡ maluwalhating pagwawagí. Magpapatuloy akó.

Walâ kayó marahil mapipitás na mḡa bunḡang hinóg sa bawa't suplíng nḡ panayám na itó, kundî pawang bubót na kaisipáng nilulumot na at pinagsawaang lamukusin nḡ lalong mḡa dalubhasà na nagniningníng ang mḡa panḡalan sa laranḡan nḡ panitikan. Manghihimalay na lamang akó, sa katagáng sabi ay mamumulot nḡ mḡa labí sa lináng na pinaganihan nḡ mḡa náunáng nagsalitâ sa akin at kung sakali't walâ akóng mahagilap, kundî mḡa tulyapis na lamang, ay sakláw nḡ inyóng mapagladlád-linḡap na kagandahan nḡ loob ang aking ikatatahimik. Panḡimbuló at agamagam ang gumigiyagis sa aking damdamin, subali't tinibayan ko ang aking mahinang dibdíb sa pagsalunḡa sa mabibilís na daluyong nḡ pagkaamís at dahilán sa panḡambá na baká madampulayan ang pagkatao ko nḡ hapdî nḡ isáng sawikaíng hanggáng nḡayó'y sariwang-sariwà doón sa aming lalawigan ay pinagsikapan kong paano't paano man ay makatupád sa panḡakò. Napakábababaw ang buud nḡ násabing sawikaín. Pakimatyagán sana ninyo:

> Pag nápipita ang darák
> ay mahál pa kay sa bigás.

Hindî sa panglilikdí sa landás na putikan nḡ pagkapanḡanyayà, ay pinaginḡatan kong mádawit o másanḡkót sa gayóng sawikaín, sapagká't ang katotohanan ay lisdíng na lisdíng akó sa mḡa katanḡiang maipagmamalakí. Danḡan na nḡâ lamang at hindî makatkát sa dilidili ang pagpapahalagá sa sariling wikà, palibhasa'y wikang kinamulatan, wikang inut-ót ko sa aking ginigiliw na iná, diwa't kaluluwá nḡ bayang tinubuan at magandáng hiyás nḡ lahì na kailán ma't pinabayaang aglahiin, ay hindî pa makatimbáng nḡ waláng hunos diling pagsugat sa sariling budhî, kundî maipalalagáy na tahasang pagpapatiwakál. Nakalulunḡkót gunitaín ang pagdustâ sa sariling wikà, diyan sa wikang kung hindî ang ináng bumuhay, nagtaguyod at nagarugâ sa atin ay hindî sana tayo nakagitaw sa sangmaliwanag. Wikang saán mang dako ihantóng at anó man ang sabihin ay nadarapat pagyamanin at pakamahalín, wikang sapúl sa mulá'y pinanḡarap ni Rizal, nḡ bayani nḡ ating mḡa bayani, wikang iginalang at ginamit nḡ ating magigiting na makabayan noóng panahón nḡ himagsikan, wikang lalong pinagtibay at pinapurihan sa nḡayon nḡ ating ma-

bunyíng Pañgulo, Kgg. Manuel L. Quezon, at katapustapusan, bilang pagsasadambanà sa kaibuturan ng̃ ating panimdím, ay wikang waláng kasingtamís, sapagká't lamán ng̃ ating lamán, dugô ng̃ ating dugô, buhay ng̃ ating buhay, diwâ ng̃ ating diwâ at kaluluwá ng̃ ating kaluluwá.

Tila akó'y nalilihís sa daang kabulusang ipinagkatiwalà sa akin at sa dahiláng napakáiklî ang panahóng ipinagkakaloob sa ganitóng pagpapanayám, ay tutukuyin ko ang paksáng násabi ko na sa únahán.

**Pagsulat ng̃ Wikang Tagalog.**

Kusà kong tinalikdáng salíksikín ang buóng kasaysayan ng̃ pagsulat ng̃ wikang tagalog, sapagká't sa mg̃a sandalíng itó ay napakáhabang salaysayín; lubhâ pa't magiging parang paggagád na lamang sa mg̃a nakapagdaos na ng̃ kaníkaniláng panayám sa bulwagan ding itó. Ibá namáng lutò ang sa inyó'y aking ihahandóg at kung sakali't hindî masiyahán ang inyóng pihikang panglasáp ay walâ nang ibáng kagamutan, kundî pagtiisán ko ang aking pagkabigô.

Kung umunlád ang pagsulat ng̃ wikang tagalog ay súliraníng hindî mapagáalinlang̃anan nino man. Naglipanà sa larang̃an ng̃ panitikan ang maraming mánunulat na nagiiwi ng̃ kaníkanyáng katang̃ian. Sa kanilá'y walâ akóng itulak-kabigin. Datapuwá't ang lubós na kalayaán sa pagsulat na galugád pati ang buóng kalawakan ng̃ papawirin, ay kung minsa'y nakágagamit ng̃ mg̃a salitáng hindî agpáng sa larawang iginuguhit ng̃ isipan. Ang di wastóng pagsulat ay siyá kong paguukulan ng̃ kauntíng pansín upang matalós ng̃ mg̃a nakikinig sa akin, kung tumpák o hindî ang ginagawâ kong pagtutuyág sa mg̃a kalisyaán.

Ang wagás at matapát kong nais ay hindî panunuligsâ, sanhíng pinakáilagilagan sa buóng buhay ko, kundî dalisay na pagtulong lamang sa mg̃a bumubuô ng̃ "Surian ng̃ Wikang Pangbansâ" na nagpupunyagî at nagpapakasakit, upang maisatugatog ng̃ tagumpáy ang wikang pilipino. Sa aking pagpansín ay tikís káliligtaán at iwawaglít ang mg̃a pang̃alan ng̃ may-akdâ. Samakatuwíd, mahahayág ang mg̃a "milagro", ng̃uni't hindî ang mg̃a "santo". Katumbás ng̃ sawikaín na:

*Suwihín na at suwihín*
*Huwág lamang turang saging.*

Sa pagkawili ko sa pagbasa ng̃ mg̃a akdâ at ng̃ mg̃a pahayagang tagalog ay madalás na akó'y napupuyat at

naglalamay sa halíp na sabihing *nagsusunog nḡ kilay*. Ang paghuhulog nḡ wikang kastilà sa tagalog ay kung minsa'y hindî nakabibighanì. Paris halimbawà nḡ sabing: "*iaabuloy ko ang aking kaunting buhanḡin*" (contribuiré mi grano de arena). Inaakalà ko na hindî tumpák ang ganyáng pananagalog. Bukód sa napakáhimig kastilà ay anó ang magiging kahulugán nḡ kaunting buhanḡing iaabuloy? Hindî pa bagá sapát na bigkasíng kaunting kaya, ang abót nḡ kaya, ang makayanan at ibá pa sa halíp na sabihing "kaunting buhanḡin?" "*Inihagis ang bahay sa bintanâ*" (echó la casa por la ventana). Ang ganyáng pananagalog ay narinig ko rin. Tayo'y mayroóng sariling mḡa panḡunḡusap na hindî lamang katumbás niyán ang kahulugán, kundî taál na tagalog ang taták at indayog, katulad nḡ *inubos ang kayas, nagpakasakit sa paggugol, imininsán ang katapustapusang lamán nḡ lukbutan* at ibá pa, bakit hahaluan natin nḡ ibáng himig ang kadalisayan sa pagsulat at pananalitâ nḡ wikang tagalog?

Sa isáng nobela na kinagiliwan at totoóng naging tanyág ay nábasa ko humigít kumulang ang ganitó: "sa isang *gulanít* na dampáng butás-butás ang dindíng at pinagsawaan nang lagasin nḡ panahón at ibá pa". Ang salitáng gulanít sa aking palagáy ay nauukol lamang sa damít o kayo at kung sa sirásiráng baníg iaanḡkop ay *gulót* na baníg at *gulanít* na damít.

Hindî miminsán kong máriníg ang sabing: "*Balahibuhan* ang pinatáy na manok" sa halíp na *himulmulán*. Ang tunay na kahulugán nḡ salitáng *balahibuhan* ay lagyán nḡ balahibo at ang himulmulán ay alisán o gabutan. Mayroón din namáng nagsasabi na: *balatán* ang lukbán o suhà sa halíp na *talupan*. Maaarì bagá ninyong tanggapín ang ganyáng pananalitâ o pagsulat nḡ wikang tagalog? Si G. Melecio Bolaños, isáng makatang hindî pa lubháng nalalaong sumakabiláng-buhay, nang hingán ko nḡ paliwanag sa bagay na itó ay nagpaunlák at ang sabi:

"Ang lahát nḡ wikà ay may kanyáng ligoy,
Kahi't waláng buntót ang manók na tukong,
Sa wikang kastila'y kung tawagi'y "rabón"
*Binalahibuha'y* ibig na igayón,
Nḡuni't ang tumpák din ay wikang *himulmól*."

Noóng una'y malimit akóng makabasa sa mḡa pahayagan nḡ ganitóng ayos: "mabibigát na buwís nḡ bayang ipinapataw sa balikat". Hindî yatà wastóng patawan ang ba-

likat. Tunay ñga't ang balikat ay inaatangan, dinaraganan, nagpapasán at nagdadalá ng̃ bigát, ng̃uni't bigát na buhat sa ibabaw at hindî sa ilalim. Ang pataw na pabigát ay nagbubuhat sa ilalim, kayá't ang kabayong tinuturuang umimbáy, sapagká't yagyagin, ay sa paa pinapatawan at hindî sa likód o sa gulugód. Ang mg̃a lambát na pangdakíp ng̃ mg̃a isdâ, oo ng̃a't pinapatawan ng̃ putól-putól na tinggâ, ng̃uni't sa dakong hulihán, upang lumubóg sa tubig; datapuwá't kung pangpalutang ay putól-putól na magagaáng kahoy sa halíp na tinggâ ang ikinakabít sa dakong itaas ng̃ mg̃a pukot o bayakús na pangdakíp din ng̃ mg̃a isdâ at sa Batang̃an, kung turing̃an ang mg̃a putól-putól na kahoy na iyán ay hindî *pataw* kundî *gumáw*.

Sa mg̃a kathâ o kuentong nababasa ko ay kung minsa'y hindî tumpák ang paggamit ng̃ mg̃a salitâ. Batíd ninyong ang salitáng *halimuyak* ay pang-urì lamang sa mg̃a bagay na mabangó at ang *aling̃asaw* ay sa mabahò. Kung sa bagay, ay napakainam sana ang kuento. Busóg na busóg sa "literatura", mayaman sa mg̃a salitáng hindî pangkaraniwan, kahang̃ahang̃à ang mg̃a tagpô at hitík na hitík sa magagandáng aral, pag naglalarawan ng̃ mg̃a tanawing masasayá ay nakalulugód at pagmapapang̃láw ay kawang̃is ng̃ libing̃an sa lung̃kót, wari'y pusong wasák na niluráy ng̃ hinagpis. Nang salaysayín ang kabang̃uhan ng̃ mg̃a bulaklák ng̃ alehandriya ay *humalimuyak* ang bang̃ó, ng̃uni't nang isunód ang mg̃a bulaklák ng̃ ilang-ilang ay umaling̃asaw ang bahò. Sa bahaging yaón ng̃ kuento ay lubós ang aking pagkapanghinayang. Nagbulaybulay akó. Tila ng̃â talagang gayón. Ang mabituing lang̃it, kung minsán, ay pinaguulapan, ng̃uni't pagkaparam ng̃ dilím ay naghaharì ang liwanag. Gayón ma'y dapat ikintál sa dilidili: ang *halimuyak* ay kaulayaw ng̃ bang̃ó at ang *aling̃asaw* ay kalaguyò ng̃ bahò.

Ipinatuloy ko ang matiyagáng pagbasa at nakatuklás pa rin ng̃ balighóng pananalitâ. Nádiritó, ulinigin sana ninyo: "Ang ginoó ay naupô sa dibán, kumuha ng̃ isáng tabako, sinindihán, humithít at saká ibinugá ang *malalapot* na usok". Malalapot daw na usok! Tikmán nating unawín sa tubig ang usok na iyán ng̃ tabako, kung atin kayáng mapalalapot. Sa akalà ko'y mabubuhay ang bagoóng sa tukil o di kayá'y pagputî ng̃ uwak at pag-itím ng̃ tagák bago natin mapalapot o mapalabnáw ang usok ng̃ tabako. Ang usok ay maaaring maging *bugál-bugál, kimpál-kimpál,*

*makapál, masinsín* at ang kasakdala'y *nagaalimpuyók*, ñguni't *lumapot* ay isáng hiwagà. Nábasa ko rin na ang salitáng *malutóng* ay ipinanğuurì sa salitáng *halakhák*, na maaaring *matunóg, malakás*, at *malagapák*, ñguni't hindî *malutóng*. Balát ng̃ litson ang maaaring *lumutóng* o *kumunat* at kung dahon ng̃ tabako ang pag-uukulan ay salitáng *mayasáng* o *mayumì* ang nadarapat iagpáng at hindî *malutong* o *makunat*. Samakatuwíd ang dalawáng salitáng *malutóng* at *mayasáng*, kahi't hindî lubháng nagkakalayô ang urì ay magkaibá ang pinaggagamitan.

Sa ibá pang kuento ay nátunghayán ko ang ganitó namáng pagsulat: "násimsím ng̃ bagong-tao ang kabanğuhan ng̃ diwatà". Hindî natin mapagáalinlanğanan ang tungkulin ng̃ ilóng at ang tungkulin ng̃ bibíg. Ilong ang *nakakasamyô, nakakalangháp, nakakaamoy* at ang kasakdala'y nakakasinghót at bibíg ang *nakakasimsím*. Paít o tamís ay siyáng maaaring simsimín, ñguni't hindî ang bang̃ó. Sasabihin marahil na ang ganyáng kamalian ay hindî lubháng kabigatan, ñguni't ang katotohanan ay maliwanag na hindî wastóng paggamit ng̃ salitâ.

Sa isá pa ring kuentong aking nábasa na halos mainít-inít pa, sapagkát hindî pa nalalaong nalathalà, ay waláng labis at kulang na ganitó namán ang sinasabi: "buhat pa lamang sa daang Batangas ay naglukô na ang kanyáng kabayo nang mápabuntót sa isáng kabayong babai na matulin din namáng tumakbó. Hinabol ng̃ kabayo niyá yaón at nang mápatapát ay naghuhuní at nagaalpás". Noón ko nabatíd na ang kabayo palá'y marunong humuni. Sakali't magkatotoo ang gayón, ay di balang araw ay *hahalinghíng* namán ang ibon? Mayroón ding gumagamit ng̃ salitáng *halinghing* sa halíp ng̃ *dayíng* o *taghoy* hinggíl sa isáng may karamdaman. Sa palagáy ko'y hindî rin tumpák ang ganyáng pananagalog.

Maging sa matatandâ nang akdâ at maging sa pangkasalukuyan ay hindî tamà ang paggamit sa salitáng *busog*: "naglagós, di-umano, sa pusò ang *busog*". Sa aking pagkaunawà ang busog ay siyáng pinakabawig ng̃ panà at kung itó'y binibinit sa pagtudlâ ay palasô ang naglalagós at hindî ang busog. Kung hindî akó nagkakamalí'y sa Talatinigan ni Serrano Laktaw at maging kay Sanlucar ay *bawig* ang pakahulugán sa busog.

Sa balagtasan namin ni G. Melecio Bolaños na napalathalà sa lingguhang "Liwayway" noóng taóng 1925 ay ganitó humigít kumulang ang aking sinabi:

"Naglagós ang *busog* sa pusò ni Merton
Ay aking nábasa di pa nalalaon:
Itó ay himaláng butas ng̃ karayom
Mapagdaraanan ng̃ malakíng kanyón
At ang karagata'y sa kati aahon.
Ang *busog* na iyán ang bawig ng̃ panà
At di ang palasô na itinutudlâ,
Paanong paglagós sa pusong makatà,
Kahi't anóng tindí at sidhî ng̃ iwà
Ng̃ mapanghalinang titig ng̃ diwatà?"

Ipatutuloy ko ang pagungkát sa mg̃a "milagro," ng̃uni't hindî sa mg̃a "santo". Ang "hoyito" sa wikang kastilà at ang "dimple" sa wikang inggles, na di-umano'y lumilitáw sa dalawang pisng̃í lalò na kung napapataón sa pagng̃itî ay sinasabing *butas sa pisng̃í* o di kayá'y *puyó*. Kailán ma't sinabing *butas sa pisng̃í* ay maaaring maging lampasan, butás samakatuwíd, at kung puyó ay naliligid o natatabunan ng̃ balahibo. Hindî bagá ninyo nahahalatâ na ang pakahulugán sa dalawáng salitáng iyán ay hiwaláy na hiwaláy sa bagay na pinaguukulan? Bakit hindî natin pagatikhaáng gamitin ang salitang *biloy* na palasák na palasák doón sa Batang̃an sa halíp na *butas sa pisng̃í* o *puyó*? At kay tamís bigkasín ng̃ isáng nang̃ang̃arap ang ganitó: "ang binibining yaóng ulirán at himalâ ng̃ gandá ay litáw na litáw ang *biloy* sa dalawáng pisng̃í. Hindî ko tinatawaran ang matatandáng Talatinigan na hanggán ng̃ayó'y umiiral, palibhasa'y paano't paano man ay nagiging patuntung̃an sa pagbanháy ng̃ Bagong Talatinigang kasalukuyang pinagsisikapan, upang lalong mapayaman at lubós na matiyák ng̃ tahasan ang mg̃a kahulugáng iaagpáng sa bawa't salitâ. Nguni't kung masigasig na tutuusin, alinsunod sa munakalà ng̃ matatandâ na hanggáng ng̃ayó'y nabubuhay pa ay mayroóng mang̃isáng̃isáng salitâ na hindî tumpák ang pakahulugán.

Hindî natin dapat kainipán ang ganáp agád na pagyarì ng̃ Talatinigan ng̃ Wikang Pilipino na ikadarang̃ál at ipagkakapuri. Mahabang panahón ang kinakailang̃an sa ganyáng gawaing napakáselan. Nadarapat pahalagahán ang sawikaíng sumusunod:

*Mabilís man ang paghakbáng*
*At maraming maiiwan*
*Magalíng pa ang marahan*
*Na waláng kalisanlisan.*

Sa isáng pahayagan ay nakabasa akó ng̃ balitang ang pinakaulo ay ganitó: "Náhuli ang pasugál ng̃ mg̃a pulís".

Sa biglâ kong pagkaunawà ay mg̃a pulís ang nagpasugál, ng̃uni't nang ipatuloy ko ang pagbasa ay hindî palá pasugál ng̃ mg̃a pulís, kundî ang mg̃a itó ang nakahuli. Kung ang napalathalà sana ay "Náhuli ng̃ mg̃a pulís ang pasugál" ay walâ nang pagaalinlang̃anan ang sino mang makabasa.

Kailang̃an ng̃ang pag-ing̃atan ang pagsulat, gayón din ang pananalitâ. Paris halimbawà ng̃ sabing: "Si Huwán ay nakain ng̃ patíng". Sa ganyáng ayos ng̃ pananalitâ ay mangyayaring si Huwán ang nakain ng̃ patíng o ang patíng ang nakákain kay Huwán. Upang huwag magdalawáng urì ang kahulugán ay nadarapat isulat ng̃ ganitó: Si Huwán ay kumakain ng̃ patíng.

Madalás kong mabasa sa mg̃a pahayagan ang salitáng *masikháy* sa halíp ng̃ masikáy. Sa Talatinigan ni Serrano Laktaw ang ugát na salitá'y *sikáy* at hindî *sikháy*, kasingkahulugán ng̃ *sikap* at *sipag*, samakatuwíd nadarapat sabihing *masikáy, masikap* at *masipag*.

Ang dalawáng salitáng *saluysóy* at *saliksík* ay hindî rin dapat pagkamalián ang paggamit sa pagsulat. Batíd ng̃ lahát na nagkakaibá ang kahulugán. Tiwalíng sabihing *saluysuyín* sa halíp ng̃ *saliksikín* at *saliksikín* sa halíp ng̃ *saluysuyín*.

Dang̃an na ng̃a lamang at ang salitáng *banggít* (mención) ay siyá nang kinágawiáng gamitin ay pang̃ang̃ahasán kong imungkahì na palitán ng̃ mg̃a salitáng *bagit, sambít* at *ulit*, upang bigkasíng *mábagit, másambít* at *máulit*.

Sa halíp na lunók ay mayroón ding gumagamit ng salitang lulón; kayá't sa balagtasan namin ni G. Melecio Bolaños ay ganitó ang aking ipinahatíd sa kanyá:

"Sa halíp na *bagit* dini'y ginagamit
ng̃ nagsisisulat ang salitáng *banggít;*
kayâ at sa iyó'y ipinamamanhík
na ipaliwanag at upang malirip.
Ang salitáng *lulón* sa halíp na *lunók*
ay ginagamit ding waláng lingón-likód;
kayâ ang ganitóng hayág na sigalót
lunasan mo sana't nang dini'y matalós.

At ganitó ang nagíng kasagutan:

Aking pinagsurì ang salitáng *banggít*
na sa akalà ko'y katulad, kawang̃is
nitóng dalwáng wikang: *ulit* man o *sambít*
ganitóng gamitin: *masambít, maulit*.
Isáng batà namán na sakdál ng̃ likót
may hawak na batóng panghagis sa manók,

pinukól na biglá't natukóy sa tuhod
sa pukól ay tamang *banggít* ang iangkóp.
Dini'y magkaibá ang *lulón* at *lunók*
ang *lunók* ay isáng pagdaang maayos,
tungo'y sa pag-itan ng̃ dibdíb at likód
ng̃ anó mang ating ikinabubusóg.
Ang *lulon* ay ibá ang sinasangkapán
*maraní* sa baníg na ibig isimpán,
lulunin ang latag siyáng karaniwan
at kung malulón na'y tulóy sa ligpitan."

Sa hulíng tugmá ng̃ tulâ ni G. Melecio Bolaños ay gumamit siyá ng̃ salitáng *maraní*. Ang salitáng itó'y wagás na tagalog, ng̃uni't walâ sa Talatinigan niná Serrano Laktaw at Sanlucar, gayón ma'y palasák doón sa amin at marami ang nakatatalós. Hindî ko kaliligtaán ang kaunting paliwanag sa salitáng *maraní*. Sa ilán kong palathalà sa mg̃a pahayagan ay ginamit ko ang salitáng itó. Ng̃uni't sa dahiláng hindî natatalós ang kahulugán ay pinalitán ng̃ salitang *marami* ang *maraní*. Hindî marahil napag-ukulan ng̃ limì ng̃ nagpalít na ang aking palathalà ay nag-ibá ang kahulugán at nápalakí ang agwát sa ibig kong sabihin. Ang *maraní* ay kasingkahulugán ng̃ dalawáng salitáng *malimit* at *madalás*.

Hindî ko na lubós máalaala, kung nábasa ko sa pahayagan o náriníg ko sa isáng nagtatalumpatì; anopá't ang tandâ ko ay isáng pigíng ang pinapupurihan at humigít kumulang ay ganitó ang iniulat: "Lubós ang aking kasiyahan sa masasaráp na pagkain at mamalas na lamang ay sapát nang makabusóg; patí ng̃ matatabáng alimasag ay aking nilaklák". Kayó na ang maghulò kung tumpák o hindî ang ganyáng pananagalog. Ang salitáng *laklák* ay pag-inóm na dilà ang ikinukuha sa iniinóm, gaya halimbawà ng̃ aso at ibá pang hayop. Tiwalíng iukol sa tao ang salitáng *laklák*. At kung magkatotoo mang nilaklák ng̃â ang alimasag ay hindî magdaraan sa lalamunan, sapagká't mababalat-atán. Ng̃uni't kung may himig pagtuyâ o pag-iríng ang pananalitâ (despectivo) ay tamang gamitin ang dalawang salitâ ng̃ batlák at lamon, lubhâ pa't malakí ang iyamót o poót ng̃ nagsasalitâ: Iyán, laklakín at lamunin mong lahat.

Doon man sa amin ay marami ring nakakabigkás ng̃ mg̃a lisyáng pananalitâ na hindî maaaring ipagpaumanhín, paris ng̃ maraníng sabihin na: "Tunay ng̃a't ang dalagang yaón ay mahinhín at mabaít, ng̃uni't *masamáng babai.*" Ang

pakahulugán nilá sa *masamáng babai* ay pangit. Ang gayóng pananagalog ay hindî tumpák. Dito sa Maynilà at sabihin sa isáng binibini o ginang na siyá'y *masamáng babai* ay magkakahalò na ang balát at tinalupan, sapagká't ang gayón ay maliwanag na pag-aglahì at pag-upasalâ. May maiinam at maririkít na pananalitáng bukód sa nakawiwiling pakinggán ay nakalulugód bigkasín; ñguni't ang pagkakamalî sa pagsasabi ñg *masamáng babai* ay hindî lamang masamáng pakinggán, kundí masamá pang lasapín. Kahi't hindî masamâ ang ipakahulugán sa dalawáng salitáng *masamáng babai* ay nadarapat gamitin ang pañgit, upang huwág magbuñga ñg masamáng hinagap. Hindî magiging kapintasan ang pagsangayon sa katuwiran. Ang kapunápuná ay yaóng pagmamatigás na linsád sa matuwíd, pinapaghaharì ang napakálabis na pagmamahál sa sarili at magdilím na ang buóng sangtinakpán, huwág lamang másabing napáhinuyó.

Ang dalawáng salitáng *pumanhík* at *umakiyát*, kahi't sa wikang kastila'y kapuwà ang kahulugá'y "subir" ay inaakalà kong nadarapat ding tiyakin ang paggamit sa pagsulat at maging sa pananalitâ: *Pumanhík* sa bahay at *umakiyát* sa punò ñg kahoy. Hindî bagá ninyo natatandaán, kung yaóng nabantóg na si Tiago ay bakit tinawag na Tiagong-akiyát? Sapagká't kung gumagawâ ñg mñga kabalbalán ay sa bintanà ang daan at hindî sa hagdanan, kayá't pinamagatán siyá ñg Tiagong-akiyát at hindî Tiagong-panhík. Kung hindî akó namamalî ay ginagamit sa Tayabas ang salitáng *adyó*. Gayón din ang hinggíl namán sa dalawáng salitáng *kupas* at *lipas*. Tumpák na sabihing *kumupas* ang kulay at *lumipas* ang bañgó, ñguni't kakatuwáng bigkasíng *kumupas* ang bañgó.

Ang tatlóng salitáng *tukong*, *punggî* at *punggál* ay nagtatagláy ñg kaníkanyáng kahulugán. Hindî maaaring paglinlañgin. *Tukong* ang manók, *punggî* ang aso't pusà at *punggál* ang suñgay ñg tamaráw ay wastóng pananalitâ; ñguni't sabihing *punggî* ang manók at tukong ang aso't pusà, ay waláng salang kagagalitan ni Balagtás ang magsalitâ ñg gayón at kung itó'y makababangon sa hukay, upang magkatawáng tao, ay mañguñgunot ang malinis na noó. Ang salitáng *punggál* sa patalinhagang pañguñgusap, na pangsarilinan, ay mayroón pang ibáng kahulugán, ñguni't tikís kong iwawaglít ang paliwanag sa ganitóng pagkakataón na lubháng kapitapitagan.

Kung dadaliriin natin ang lahát ng̃ kamaliang hanggáng ng̃ayó'y halos mádamá, hinggíl sa pagsulat ng̃ wikang tagalog ay mang̃ang̃ailang̃an tayo ng̃ mahabang panahón; kayá't sa loób ko ay sapát na ang mg̃a nápalahad, upang maging parang pagapapagunitâ na lamang.

Pagbigkás ng̃ Wikang Tagalog.

Sa aking matamáng pagsusurì ay pinasiyá ko sa ganáng sariling palagáy, kalakip ang tang̃ing pamimitagan sa munakalà ng̃ iba, na ang wikang tagalog ay nadarapat magtagláy ng̃ mg̃a kudlít (acentos). Nápakaraming salitâ sa wikang itó na nagkakaroón ng̃ dalawá, tatló at apat na kahulugán, ayon sa mg̃a kudlít na dinadalá. Sa dakong hulí ay inyóng maliliwanagan na pagbabago ng̃ mg̃a kudlít ay nagbabago rin ang kahulugán, gayón din ang pagbigkás. Kung sa bagay, yaóng mg̃a salitáng hindî nagbabago ang mg̃a tiyák na kahulugán, sa loób ko, ay maaari nang ipagpaumanhín na huwág magdalá ng̃ mg̃a kudlít, sapagká't hindî na pagkakamalián ang paggamit; ng̃uni't kung makalilinláng ay sapilitáng magdadalá ng̃ mg̃a kudlít.

Hindî iisá ang nag-ulat na kung anóng tunóg ay siyáng sulat at kung anóng sulat ay siyáng tunóg; samakatuwíd, kung anóng kahulugán ay siyáng bigkás at kung anóng bigkás ay siyáng kahulugán. Tamà, sa palagáy ko, ang ganitóng paglalarawan ng̃ kaisipan at diyán nababatay ang aking katuwiran, kung bakit sa pagsulat ng̃ wikang tagalog ay nadarapat magtagláy ng̃ mg̃a kudlít ang mg̃a salitâ. Ang pagbigkás ng̃ wikang tagalog ay kaibángkaibá sa alín mang wikà sa buóng daigdíg. Kung hindî ninyo kaiinipán ay pag-iinután kong daliriin sa mga sandalíng itó ang iláng mg̃a salitáng aking hinapáw sa karamihan, upang lumitáw ang katotohanan na ang wikang tagalog ay nadarapat ng̃ang magdalá ng̃ mg̃a kudlít. At nang lubós maunawaan ang kahulugán ng̃ bawa't salitâ, gayón din ang pagbigkás ay sa inyó'y aking ilalahad. Nadiritó, pagdamutan ninyóng pakinggán:

*Abá* at *abâ*

*Abá't* dumatíng ka palá
sa *abâ* mo at walâ nang
nálalabí na pag-asa
kung tikís na nabalam pa.

*Abay* at *abáy*

*Abay* ang umaagapay
sa babagong ikinasál
at *kaabáy* sa hihigán
ang bunsó na minamahál.

*Abot* at *abót*

Sanibsanib ang paputók
dagundóng ay *abot-abot*
at tambiñgang pagdudulot
ang di alók, kundî *abót*.

*Ako* at *akó*

*Aako* nang *ako akó*,
buhat sa punong paduló,
ñguni't pagsang-ód sa bukó
patáy ang hipon sa bubo.

*Áma* at *amá*

Ikalabíng isá na butil ñg kuintás
ñg nañgagdarasál ay *áma* ang tawag
at *amá* ñg mñga magiliw na anák
yaóng sa kanilá'y bumuhay, lumiñgap.

*Ános* at *anós*

*Ános* yaóng buhong sangkáp sa ulakán
na ipinapasok sa sudláng kaugnáy
at yaóng sinaing na ginagatuñgan
kapág nasusunog ay *umaanós* daw
sa ibá pang sabi'y umaañgí namán.

*Ápaw* at *apáw*

*Apaw* ang tubig sa bañgáng
daglíng nabubó sa lupà
at *apáw* yaóng mistulang
pipí't dî nagwiwikà.

*Aso* at *asó*

Ang *aso* sa ka-aaw-aw
kapit-bahay nabulahaw;
kayá't *asó* ñg tuñgayaw
hindî mandín magkamayaw.

*Awas* at *awás*

*Umaawas* ang sisidlán
sapagká't punô ñg lamán,
*inawás* namán sa utang
ang hulog sa buwán-buwán
at kabayo'y *inawasán*
ñg siyá na bagong lagáy.

*Atay* at *atáy*

*Pagatay-atay* ang gatong
di masusunog ang litsón,
ñguni't ang *atáy* sa apóy
paglapat nagiging dupong.

*Ayaw* at *ayáw*

Sa gawáng pag-ibig ang talagáng *ayaw*
huwág pipiliti't magsasalawahan,
libay na natakbó't *ayaw* na abutan
*ayáw* nang malayò ang kusang iniwan,
*pagaayaw-ayaw* naman ay paghirang.
At ang sasabuñging *aayáw* lumaban,
karaniwang sabi ay *nañgañgayáw* daw.

*Babà, babá* at *babâ*

Nañgañgatóg na ang *babà*
nang ang pasán ay *ibabâ*
at *babá* ang dalwáng batà
sa balikat nang márapâ
samantala na ang gansâ
*bumababáng* walang sawà.

*Báhaw* at *baháw*

Ang kaning di panís na namagdamagán
doón sa Batañgan kung turan ay *báhaw*,
dito sa Maynilà ay kaning lamíg daw,
*baháw* na ang sugat, ñguni't pilat lamang
at *baháw* ang ibong huni ay mapangláw.

*Bákas* at *bakás*

*Bákas* ang isinusugál
na magkasamang puhunan,
*bakás* namán sa putikan
ang sa paang tinapakan.

*Baga, bagá, bagà* at *bagâ*

Madadalumat mo *bagá*
na hindi subhán ang *bága*,
lalot ang siból na *bagà*
sa *bagâ'y* makakasasamâ?

*Bala, balá* at *balâ*

*Bala* ang pagbilíng walâ munang bayad
*balâ* ang pagtañgá sa tamád na anák,
*balábalá* namán ang kunwari'y tapát
bago'y mapaglilo sa kaisáng palad.

*Bangá at bangâ*

Kay lakíng pagkakaibá
ng̃ kahoy na ng̃ala'y bang̃à
sa *bang̃â* na tumatalà
sapagká't may lamat palá.

*Batà at batá*

Palibhasa'y *batà't* musmós
mahinà ang pagloloób,
sa *pagbabatá'y* marupók
kahi't walâ pang sigalót.

*Batì at batí*

*Batì'y* hayag na paunlák
pagpansín *batì* ri't sukat,
*ibatí* tikís ihampás
*pagbatí* sa itlóg ay dapat
at nang panahóng lumipas
ang *batí* sayaw na tanyág
*batí*-bandilà ang tawag.

*Bakal at bakál*

Matigás na parang *bakal*
sa paggawâ yaong kamáy
na hindî nahihirapan
sa kaing̃in kung *magbakál*.

*Bubo, bubó, bubò at bubô*

*Bubò* sa nasang iagdón
*bubong* pangdakíp ng̃ hipon
pagnábubó ang natipon
ay parang *nabubông* ibon.

*Bugà at bugá*

Batóng *bugà* ay panglinis
sa kutsilyo na may dung̃is,
sa batà na mayrong sakít
ang *pagbugá'y* ginagamit
at *bugà* ring nadiriníg
yaóng bulutung̃íng likit,
*nábugá* namán ng̃ galit
ang taong lubháng malupít.

*Bukas at bukás*

Magandáng *bukas* ang sunód
na kakamtán kung magtapós
ng̃ *bukás* na pagloloób
sa gawaing hindî buktót.

*Buko, bukó at bukô*

*Buko* ang niyóg na murà
at *bukô* ang pagnanasà
ñguni't *nábukô* and dilà
sa paglasáp na gahasà.

*Búhat at buhát*

Sa isáng pagtataltalan
at lubós nagkáinitán
ay *nagbubuhát* ñg kamáy
ang apí kung magkaminsán.
*Buhat* dito hanggáng doón
at *buhat* pa ñgâ kahapon
*binuhát* na ang panggatong
na gamit sa isáng taón.

*Buhay at buháy*

Ang kalakarán ñg *buhay*
kung sinong sinisiraan
at nais makitang bangkáy
ay siyáng palaging *buháy*.

*Bulà at bulâ*

Hindî ñgâ *nagkakabulà*
at halos ating mádamá
ang galing sa *bulábulâ*
sa *bulâ* rin nawawalâ.

*Bulak at bulák*

*Bulak*, isáng pananím
sa ating mñga lupaín
at ang gutom na daratíng
*pagbulák* na ñg sinaing
ay halos mapawing tambíng.

*Bulos at bulós*

Pinggan ñg kaning maagdán
ay *bulos* ang kailañgan,
pagpapahañgin ñg palay
*bulós* namán kung turiñgan
at ang barò at alampáy
isáng *bulós* na sinamáy.

*Bunot at bunót*

*Bunot* ang tañgan mong tabák
sa kalubang hindî balát
at sa *bunót* kong kalasag
tingnán nata kung tataláb.

Hwág gawíng lamò ang *bunót*,
na urong-sulóng sa ilog,
kung dî mg̃a buóng niyóg
na hindî pa mg̃a talóp,
pagká't tiyák kang lulubóg
pag sa ilog ay humigop.

*Burol* at *buról*

Ang ináng nalilinggatong
sa anák na *nakaburol*
ay ang luha'y bumabalong,
samantalang doón sa *buról*
na libing̃a'y ihahantóng
pagsapit ng̃ dapit-hapon.

*Busog* at *busóg*

*Busog* ay ang bawig na sangkáp ng̃ pana't
hindî ang palasô na itinutudlâ
at *busóg* ang pusong uyamín ay tuwâ
pagká't sa pag-ibig ay nagtamóng palà.

*Kamay* at *kamáy*

Anománg gawai't madalíng gampanán
sa katagáng sabi ay talagáng *kamay*
sa ibá pang sabi ang turing ay gamay,
*kamáy* namáng bakal ng̃ kapangyarihan
ang dî nasusupil at may katuwiran.

*Kábag* at *kabág*

Pag ang batà ay may *kábag*
ang iná'y di mapanatag;
kayá't kahi't parang *kabág*
sa paghahanáp ng̃ lunas
kadilimá'y hinahamak.

*Kamá* at *kamâ*

Sa pagsusumag ng̃ lubid
salitáng *kamá* ang gamit
at ang hibláng maliliit
*kinakamâ't* baká lihís.

*Katá*, *katà* at *katâ*

*Katá* ay binibintang̃án
na *kumatà* ng̃ usapan
at *kumakatâ* pa lamang
ay tiyák na ang paratang.

*Kati*, *katí* at *katî*

*Kati* ang tubig sa ilog
*katí* namá'y kinakamot
at ang *pagkatî* sa itlóg

na ilalaban nḡ tuktók
ay upandín na malurók
kung matibay o marupók.

*Kisig* at *kisíg*

Ang lalaki na *makisig*
waláng gulat sa panḡanib,
nḡuni't pagtama'y sa *kisíg*
sapilitáng lulumikmík.

*Kusot* at *kusót*

*Kusot*, pinaglagarian,
sa ibáng sabi'y yamuan,
kung ibaling sa kawayan
at yaóng damít na tubal
na sinasadyáng labhán
ay *kinukusót* nḡ kamáy
at kung másabóng tahasan
ay patuloy sa banglawan,
nápuwíng na matá namán
*kinukusót* din kung minsán.

*Daig* at *daíg*

Kusot madalíng *magdaig*
gaya nḡ loób na inít
sa pagtatalo't *nádaíg*
kahi't malí'y ipipilit.

*Daying* at *dayíng*

*Daying* ang isdáng binitad
na inasná't ibinilád
at *nádayíng* ang may sugat
dahil sa lubháng maanták.

*Dala*, *dalá* at *dalâ*

*Dala'y* pangdakíp nḡ isdâ,
may *dalá't* napariwarà
sa layon na magkapalà
sápilitáng *madadalâ*.

*Dalì* at *dalí*

Isáng *dalìng* katuwiran
na di ganáp, kundî kulang
ay *madalîng* napaparam
kahiman at ipaglaban.

*Dalit* at *dalít*

Ang patalím na may *dalit*
kung isugat ay masakít,
*dalít* namáng pagsusulit
ay dasál na inaawit.

*Lupak* at *lupák*

Pag kaskás na kaskás ang binayóng palay
sa katagáng sabi'y *lupak* kung turingan;
ang saging na sabá, niyóg at asukal
na pinaglalahók na parang kalamay
kapág nabayó ring ganáp at lubusan
*nilupák* ang tawag doón sa Batangan.

*Mura, murà* at *murá*

Ang pagkabili nga'y *mura*
nguni't *murà* ang papaya't
nang ibalík sa may tindá
ayaw kuni't *nagmumurá*.

*Ngangà* at *ngangá*

*Palangangàng* waláng tuos
lalamuna'y nasusunog
at kung mapasò nang lubós
*ngangá* ang bibíg na lapnós.

*Pakò* at *pakô*

Akó hanggá't *nakapakò*
ang pag-ibig na hilakô
pag nagsawà sa pagsuyo'y
parang natuyot na *pakô*.

*Palà, palá* at *palâ*

*Pinagpalà* ang masipag
nguni't pagká *palá* tamád
sa halíp na magka-palad
*napapalâ* ay bagabag.

*Pangit* at *pangít*

Ang hindi magandá'y *pangit*
karaniwang pagsusulit;
maigtíng na pagkalubid
sinasabi na *mapangít*.

*Pasò* at *pasô*

Ang sadyáng sisidlang *pasô*
ng masasaráp na lutò,
na halos ay kumukulô
palalamigin ang samò
at nang di *nakapapasò*.

*Pulà* at *pulá*

Sa *pagpula't* pamimintás
madalás tayong másadlák,
sa *pulá'y* itím ang malas
ng paningín na may ulap.

*Pulo, puló at pulô*

*pulópuló'y* kagubatan,
puló rin ang Kapuluán,
ang *magpuló'y* manghaligan
nḡ kagyát na kailanḡan,
*pulô* namán kung turinḡan
ang bulkán doón sa Taal.

*Pulot at pulót*

Waláng tabakong máup-op
*pulot* nang *pulot* nḡ upós
at sa kanyá'y parang *pulót*
ang upós na nálilimót.

*Sagad at sagád*

*Sagad* ang dalagang maraming naligaw,
*sagád* ang pagsaksák na abót puluhán,
*magsagád* sa gubat o sa kaparanḡa'y
magkanâ nḡ silò na panghuhulihan.

*Sago at sagó*

*Sago*, dugong dumadaloy,
may sakít nanghinà tulóy,
at *sagóng*-lugaw ang hatol
na laging ipaiinóm.

*Salag at salág*

Ang tanod sa nanḡanḡanák
ay tinuturinḡang *salag*
at sa nakayambáng tabák
kailanḡá'y daglíng *salág*.

*Salang at saláng*

Sabáw na malamíg sandalíng *isalang*
at nang kung higupin ay magmaligamgám;
sugat na maanták namá'y pag-inḡatan
at sa pagkabiglâ ay baká *másaláng*.

*Sala, salá, salà at salâ*

*Sala'y* gawáng kasalanan,
*sala* rin kung di tamaan,
*salà* nama'y kamalian,
*salâ* inumíng malinaw
na nagdaán sa salaán,
may *salà* rin sa katawán
ang batà na napilayan
at *salá* ang ugnáy-ugnáy
na nilapát na kawayan
at bakod na karaniwán
sa harapán nḡ tahanan.

*Sapá* at *sapà*

Nang ang siból ay *masapà*
sinulsog ang buong *sapá*
at ang *sapá* sa bungangà
ng hitsó niyáng nginangà
ay doón din iniluwâ.

*Sasá* at *sasà*

*Pasasà* ang pagka-gugol
sa bahay na ibinangon
at kahi't *sasá* ang bubóng
ay matitibay ang kahoy.
Nguni't dapat na mabatíd
kung hindî pa nalilirip
na ang *sasá* at ang pawid
kahulugá'y magkaparis.

*Síbol* at *siból*

Ang binatang nagigiyag
ay bagong *sibol* ang tawag
at *pagsiból* ng paayap
ang gulayín ay aasák.

*Sílong* at *silóng*

May *sílong* ng langit at *sílong* ng bahay
at *silóng* ang taong hindî makalaban
sa kanyáng kapuwa't nahihintakutan
di kayá'y malakí pagka-alangalang.

*Subó* at *subò*

Bawa't isáng *subòng* kanin
laang biyayà sa atin
at *pagsubó* ng sinaing
ay tiyák nang mákakain,
madalás namáng sabihing
may *subó* na ang patalím.

*Sukó* at *sukò*

*Pagsuko'y sukó* sa langit
ng lubháng palalong isip,
sa Diyós ibig máparis,
nguni't sa bangín nabulíd.

*Tabí* at *tabì*

*Tabì* at may magdaraan
na mabilís na sasakyán,
nang hindî masagasaan
ay sa *tabí* ka lumagáy.

*Tala, talà,* at *talâ*

*Tumatala* na ang bangâ,
sa langit namán ang *talà,*
liwanag abót sa lupà
at sa puso'y *nakatalâ.*

*Talas* at *talás*

Ang matatalino'y *matalas* ang isip,
hindî kumakampí sa waláng matuwíd,
lumalagóng sang̃á ng̃ masamáng nais
*tinatalás* agád at nang di lumawig.

*Tang̃á* at *tang̃à*

Sa mahál na damít ay ang naninirà
kalimitang sabi ay ang mg̃a *tang̃à,*
*tang̃à* rin kung turan yaóng pagbabalà
at *tang̃á* ang taong warì waláng dila't
may ibig sabihin ay nakatung̃ang̃à.

*Taya, tayá* at *tayâ*

Ang patama'y pag di tiyák
*tinataya* ang paghampás,
palyók namáng di pa banggád
ay *tinatayá* sa ning̃as
bago *itayâng* panatag.

*Tila* at *tilà*

Lang̃it na *tila* may ulap
untí-untíng naliwanag
at ang uláng bigláng bagsák
marahil *titilà* agad.

*Tuba* at *tubâ*

Dahon ng̃ *tuba* ay gamot
sa pilay na bagong hilot,
pagtuba namán ay salot
sa mg̃a isdâ sa ilog
at *tubâng* idinudulot
ang galing sa bulí't niyóg.

*Tubò* at *tubó*

*Tubò* sa pagpapautang
at ang *tubò* ng̃ halaman
kapwâ *tubo'y* dalwáng bagay,
*tubó* namáng kinakabyáw,
iniiló sa Batang̃an
pagmalalakí't malabay
maraming nagiging puyaw

sa higpít ng̃ alilisan
at kung maluto'y asukal.

*Tulà* at *tulâ*

Magáng daliri'y may *tulà*
sa bibíg sabi ng̃ ibá,
*pagtulâ* namá'y magbadyá
bigkasín na magagandá't
sukat ang pantíg na dalá.

*Tung̃o* at *tung̃ó*

Ang landasing *tinutung̃o*
ng̃ mararang̃al na tao,
sa katuwira't matalo'y
*itinutung̃ó* ang ulo.

*Unos* at *unós*

Karaniwang *inuunos*
ay kahoy na malalambót,
bagyó namán ay kasunód
ng̃ bumubogsóng *unós*.

Bilang pangwakás ng̃ panayám na itó ay ipahintulot sana ninyo sa akin na makapag-ulat ng̃ kaunti pang pagkukurò.

Ang alinmáng bayang waláng kanyáng sariling wikang ginagamit at iginagalang ng̃ lahát na mg̃a namamayan, ay tiwalíng tawaging isáng bayang ganáp ang pagkabansâ, sapagká't ang kanyáng pinakadiwa't kaluluwá ay hindî kinagigiliwang pahalagahán. Oo ng̃a't hindî magiging kapintasan, kundî bagkús pang ikadarang̃ál at kapuripuri na matutuhan ng̃ mg̃a pilipino ang lahát ng̃ wikà, kung mangyayari, ng̃ ibá't ibang bansâ, ng̃uni't kung ang karang̃alan at kapuriháng iyán, ay makapupusyáw sa sariling wika'y hindî lamang magiging pagtatakwíl sa tunay na ináng bumuhay sa atin, kundî waláng salang tatawaran ang ating katutubong karapatán ng̃ mg̃a dayuhan na nagmamasíd sa atin.

Ang ating pinakamamahál na bayaning si Dr. José Rizal, kung sa pagka-"políglota" ay masasabi nating isá na sa isá at nakahihigít pa marahil sa ibá; datapuwá't ang pagpapahalagá sa sariling wikà ay waláng kapantáy, hanggáng sa nakapagsabi tuloy ng̃ ganitó:

*Ang hindî magmahál sa sariling wika'y*
*Mahigít sa hayop at malansáng isdâ.*

Bakit kayâ namutawì sa kanyáng mg̃a labì ang ganyáng napakahigpít na pang̃ung̃usap? Mahuhulò kayâ natin na talagáng sinugatan niyá ang damdamin ng̃ kanyáng mg̃a kababayan? Hindî, at makalilibong hindî.

Si Rizal ay waláng ginawâ, hinggíl sa bagay na itó, kundî ilarawan lamang niyá, kung hanggáng saán nakaaabót ang tunay na pagmamahál sa sariling wikà; kayá't piningkî ang bató, upang kumisláp lamang ang liwanag.

Sariling wikà ang matibay at mahigpít na bibigkís sa ating mg̃a damdamin, sariling wikà ang magpapalakás sa bayang mahinà, sariling wikà ang makapapawì sa lahát ng̃ ligamgám sa pagkakapatiran, sariling wikà ang magkakawíng ng̃ wagás na pagmamahalan ng̃ mg̃a pilipino at katapustapusan ay sariling wikà ang magaagdón sa tugatog ng̃ minimithíng kasarinlán na matagál nang panahóng ating nilulunggatî.





